# Kasaysayan ni Sta. Filomena.



BIÑAN, LAGUNA

# KASAYSAYAN

NI

# SANTA FILOMENA



*Sinulat ni*



PEDRO V. GARCIA



BINAN, LAGUNA
1947

# KASAYSAYAN
## NI
# SANTA FILOMENA

Ang kasaysayan ni Santa Filomena, na sumilang sa bayan-bayanan ng San Antonio, Binang, Laguna, ay hindi miminsang ito'y napatanghal na sa Linggohang babasahin na may kanya-kanyang pamagat na gaya ng "Silangan" na sinulat ni Miss Ursula Garcia at gaya rin ng "Daigdig" na sinulat ni Catalino V. Flores, at gayon din sa "Tik-Tik" na sinulat ni G. Alejandro M. Serrano, na pawang nahihiyasan ang kasaysayan ng mga bahagi ng katotohanan. At ngayon naman ay inyong masasaksihan ang dalawang pitak ng kasaysayan na unang pag-ibig at ikalawang pagibig na dinaanang landas ni Santa Filomena na bago siya namatay ay kanyang nasaksihan. Subali't sa ganitong pangyayari ay huag namang hihinalain ng sinumang makakatunghay na matapos mabatid ang boong kasaysayang ito na ito'y isang pagpaparangalan ng sumulat o ng bawat isang lalaking nagkapalad na maibig ni Filomena Almarines, noong siya'y nabubuhay. Sapagka't ang boong dahilan ay walang iba kundi likas ng sumulat nito na kanyang tungkulin sa sariling pagsisikap na ititik niya ang mga simulain ng buhay, maging martir at hindi man ay karapat-dapat na magkaroon ng isang aklat na lalu pa nga sa katulad nito na hindi pangkarani-

wang pangyayari na paglikha ng dakilang Maykapal sa bayan ng Pilipinas. At upang sa araw ng bukas na isisilang na mga sanggol at kung magsilaki na'y sa habang panahon ng kanilang pagkakaisip ay walang kupas na matutunghayan ang pagkahimala ni Santa Filomena ng Pilipinas. At ngayon nga ay naririto ang nalantang mga dahon sa landas ng pagibig na pinasariwa ng abang panulat ni Pedro V. Garcia ang mga naulilang panahon ng mapapait niyang kasaysayan sa buhay, na sa una pa lamang ng pagtibok ng kanyang puso sa ngalan ng pagibig ay sinawi kaagad ng mapanghimagsik na kapalaran.

Noon ay hindi pa malay likhain ng panahon ang magagarang tanawin ng mga tahanan sa nayon ng "San Antonio" ng Binan, Laguna, na gaya ng pinagkabihasnang tawagin Sampalukan-Binan, Laguna. At noon nga ay nabibilang sa isang nayong mapanglaw ang nayong iyon, na di katulad ngayong kasalukuyan na gaya nang pinagkakaugalian ng mga taong nakakakaya sa pamumuhay na halos ay may mga iba't-ibang hugis ng tahanan ang mga nakatitik sa magkabilang paligid ng isang lansangan ng lalawigan Laguna na sa magandang kapalaran ng magagandang tahanan ay hindi naman napinsala sa panahon ng paghihimagsik at ng mga pagbabagsak ng mga bomba ng bansang Hapones, sa Pilipinas at kaipala'y maaaring itulad natin ngayon sa isang munting tanawin ng lunsod ng Maynila ang nayon ng San Antonio dahil sa pagkahiyas ng mga Restauran at mga karinderia, at mga iba pang kalakal na pawang nakalagak sa

mga tindahang Pilipino na malaon nang pinaghihintuan ng mga sasakyan na mula sa iba't-ibang bayan ng mga lalawigan.

Nguni't, sa dako ng kapanahunang pinaghaharian ng masusungit na gabi ng kadiliman ang nayong iyon, samantala noo'y ang butihing si Filomena, na kung palayawan nga ay si Mena, na noon ay tinataglay niya ang kamuraan ng kanyang pagkadalaga na di pa malay pangarapin ang pagsamyo ng isang kabanguhan ng pag-ibig.

Si Mena noon ay may gulang na labing anim na taon pa lamang. At siya'y nakasapit sa ika apat na baytang ng Paaralang bayan sa Binan, Laguna, subali't, hindi na siya lubhang nakapagpatuloy ng kanyang pagaaral dala ng kanilang kahirapan, at ikalawa'y ulila na si Mena sa kanyang pinakamumutyang ina na may ngalang Faustina Almalel. At ang kanyang ama ay si Faustino Almarines na isang dakilang magsasaka ng kabukiran. At si Mena ay may isang kapatid na sumunod sa kanya na si Venancio Almarines. Subali't hindi naman malaong nagtagal ang pagka-balo ng ama ni Mena, at nagkapalad na muli sa isang babaeng may kabaitan ang ugali na si Perpetua Diongco na taga nayon ng Puntod ng bayan ding iyon. Si mang Tinoy noon ay umaabot sa gulang na humigit kumulang sa apatnapu at walong taon. Samantala'y noon ding mga panahong iyon ang Binibining si Mena na may hiyas ng katahimikan sa kanyang paguugaling mahiyain sa mga sandaling pagaanyaya ng mga kaibigan niyang mga dalaga sa uri ng kasayahan, at ikalawa'y ang ama ni Mena ay may kaselangan o,

kahigpitan sa mga kaliwaliwan ng kanyang anak. Nguni't, paminsan-minsan naman ay pinahihintulutan ng ama, na si Mena ay makadalo sa anyaya ng mga kakilalang kababaihan. At sa minsang pagdalo ni Mena sa lipunan ng isang kasayahan na ginanap sa tahanan nina Trinidad Manabat, ay nagkaroon ng maraming kakilalang mga binata at dalaga, na ang lahat na naging kadaupang palad noon sa pagpapakilala kay Mena ay lubos na humahanga ang mga karamihang panauhin sa likas na kagandahang tinataglay ni Mena. At bukod sa maganda ang ayos ng mukha ni Mena na may kulay kayumanggi, na laging may ngiti pa sa kanyang mga labi.... Ang mga hibla ng kanyang buhok ay sadyang kinulot ng mapaglikhang Maykapal. At ang pangangatawan ay may pagkabalingkinitan na ibinagay sa kanyang tindig. Matangos ang kanyang ilong at malalantik ang pilik-mata na siyang nagpapungay sa kanyang mga pagsulyap. Ano pa't ang lahat ng ito'y siyang lalong nagpatingkad sa kagandahan ng kanyang mukha ng kanyang pagkababaeng-Silangan.

Habang lumalakad ang mga araw ng mga panahong iyon si Mena naman ay unti-unting hinihikayat ng panahon na humarap sa landas ng pagibig na ang murang kalooban niya'y laging pagsanggunian ng mga karaingan ng pagtatapat ng mga binatang umiibig sa kamahalan ng dalagang si Mena. Ngunit, wala na lamang naitutugon si Mena sa bawat naghahandog sa kanya ng pag-ibig maliban sa kanyang magagandang pagngiti na kung wariin ay tila baga may pag-asa ang bawat isang



*Isang tagpo sa kaniyang pagliliwaliw. Makikita ang kaniyang larawan na may tandang X.*

binatang nagwiwika ng pag-ibig sa kanya sa mga pagkakataon, subali't sadyang likas ng paguugali ni Mena, na walang pagbabago ang kanyang pakikiharap na ang sinumang makakausap ni Mena ay siya ngang ikinasisiya ng mga kakilala niya ang gayong pagpapantay-pantay na kanyang ginaganap na pagtingin at pagsulyap, pagtitig at pagngiti maging sa kangino mang kapuwa niya mahihirap at maging may kaya sa buhay. At sa karamihan nga ng mga tagahanga ni Mena, na ang ilan sa mga binatang nangingibig noon kay Mena, ay nakakakaya sa buhay at nagsisipagaral pa na gaya ng binatang si Momoy kung palayawan. At Francisco German at Francisco Potenciano na ito'y pawang kababayan din ni Mena, nakaririwasa sa buhay na halos ay magsipag-panagpo kung gabi sa tahanan nina Mena, na sa gayo'y malimit ngang mangyari sa kanilang mga paguusap ay mauwi na lagi sa mga pagtutuksuhan at pagtatawanan, at yao'y tinutugon na lamang ni Mena ng kanyang makikislap na pagngiti sa mga kaharap niyang mga binata na panauhin ng mga sandali ng kanilang tahanan sa bawa't gabing hindi inagkaroon ng pagkakataon ng bawa't isang nagnanais na makausap si Mena ng sarilinan. At sa ganitong paraan ay sa tuwina'y matulad na lamang sa kasaysayan ng mga bata hanggang sa mahantong sa wakas ng katuwaan ang pangingibig ng karamihan. Nguni't habang nagpapatuloy ang mga araw ng kapanglawan ng nayong iyon at sa mga gabi ay laging pinaghaharian pa ng masusungit na kalidiman, subali't ang binata namang si Catalino Mercurio kung palayawan ay si Inong, na taga na-

yon ng San Vicente, Binan, Laguna. Si Inong, bagama't isang binatang sibol sa kahirapan ay may katangian din na tinataglay sa "arte" na pagkamusiko ng Banda Naval, sa Binang, Laguna, siya'y sanay sa pagtugtog ng instrumento na kung tawagin ay Rekinto.

Ang binatang si Inong noo'y natutung magpahayag ng pagibig na matapos makalipas ang ilang panahon ng kanilang pagkikilala ni Mena.

Ang batang kalooban ni Inong ay hindi nagatubili na maglunggati sa gabi-gabi ng pagsasadya sa tahanan nina Mena, at malimit namang magkaroon ng pagkakataon ang binatang si Inong, sa pakikipagusap niya kay Mena sa ngalan ng tunay na pagibig ng binata. Nguni't, malimit ang danasin ng binatang si Inong ang siya'y mabigo sa kanyang pagasang magtatagumpay sa butihing binibini, samantalang malaya naman ang binata sa kaalaman ng ama ni Mena nang pakikipagulayaw ng sarilinan.

Lumipas ang ilang mga araw. Si Inong, ay nagpahatid ng isang liham kay Mena, nguni't, hindi pa rin tumugon si Mena kay Inong. Sa pangyayaring ito, ay hindi halos mapatahimik ang binatang si Inong sa kanyang kalagayan hanggang sa ito'y magpahatid na muli na bilang pangalawang liham ng binata.

Hindi naman nalaon at si Inong ay tumanggap ng isang katugunan ni Mena, na pawang naglalarawan ng magandang kinabukasan bagama't hindi pa umiibig ang binibini.

Sa sumunod na araw, ng kinabukasan ng gabi, si Inong ay hindi nagpabaya. Gaya ng lumipas na

mga araw ang binatang si Inong, ay muling pagsisikap ang ginagawa sa pagdalaw sa tahanan nina Mena. At silang dalawa'y nagkaroon ng magandang pagkakataon na magkausap ng masinsinan sa tahanan ng binibini, at binigkas ni Inong ang bilang kahulihulihang pangungusap nang kasalukuyang silang dalawa'y magkakaharap sa gabing iyon na ang wika'y: Mena, isinusumpa kong ikaw lamang ang mamahalin ko sa buhay.—Nguni't ini-ibig mo ba ako....?

Ang dalaga ay nakatungo at walang kaimikimik; at sa hindi akalain ni Inong, ay isang taimtim at banal na kataga ang pumulas sa labi ng binibini na tunay na pagsangayon na isinanla niya ang kanyang tanging sagisag at hiyas ng isang babaeng Silanganin.

Sinagot ni Mena ang binatang si Inong ng "Oo" na kasabay ang pagdaloy ng mga luha sa kanyang mga mata at ng gabing yao'y ang puso ng binata'y halos malunod sa kagalakan dahil sa pagtatamo niya ng unang pag-ibig ni Mena.

Lumipas ang maraming mga araw na patuloy naman ang matatamis na pagsusuyuan ng dalawang kinapal ni Cupido, hanggang sa sumapit ang buwan ng Disiembre, ng araw ng Pasko, ng taong 1928.

Si Inong ay naghandog ng isang larawan bilang ala-ala kay Mena. At bilang tugon naman ni Mena, ay nagpapasko rin ng isang larawan at isang panolito. Nguni't, sa kalalakad ng Haring araw sa daigdig na kangi-kangina'y lubhang nagliliwanag, ay ngayon naman ay untiunting nangungulimlim sa

boong paligid ng kaliwanagan ng dalawang pusong dati-dati'y nagduduyan sa gitna ng maaliwalas na katahimikan ng kanilang pagmamahalan, dahilan naman sa takbo ng mga pangyayari na itong si Francisco German at si Francisco Potenciano ay patuloy din sa pakikibaka ng pamimintuho sa kaakit-akit na kagandahan ni Mena, na sa panahon ding ito ay isa sa masugid na tagahanga ni Mena si Francisco Potenciano at sa maraming pulutong ng mga kabinataan ay walang oras na di si Mena, ang sa tuwina'y nagiging tagpuan ng karamihang tagahanga ni Mena. Kaya nga't, ang malimit masaksihan ng binatang si Inong sa lagi niyang pagdalaw sa tahanan ng kasuyuan niyang si Mena, ay madatnan si Inong ni Francisco Potenciano at ng iba pang tagasunod na pawa ring nagdudulot ng matapat na pagibig kay Mena. At sa panahong iyon, sa kabutihan ng pakikiharap ni Mena, sa nagiging panauhin kung gabi ay maaari ding ipaghinala ng isang lalaking nagmamahal kay Mena, o ng kamahalan ni Mena, na si Mena ay may pag-ibig sa iba.

Ngunit, si Mena ay hindi salawahan. Si Mena ay banal sa sumpaan. At siya'y hindi rin umiibig sa ibang binata sa panahon ng pagiibigan nilang dalawa ni Inong. Datapua't dala palibhasa ng atas ng panahon, na ang gayong pangyayari ay hindi tumutugon sa damdamin ng binatang si Inong; kung kaya nga't iyon ang naging sagwil sa dalawang datidati'y nagmamahalan sa kandungan ng kalikasan sa isang pangarap na puspus ng katamisan at pagsusuyuan.

Ang binatang si Inong noo'y unti-unti nang lumayo nang walang anomang bahid ang kanilang pagmamahalan. Siya'y nagpakasawi sa sarili, sa gitna ng maapoy na labanan ng pagibig, na tulad sa isang bayani na kusang tumakas sa larangan ng digmaan na di nilubos ang kanyang pagka-bayani sa tawag ng katarungan at karangalan ng isang babaeng tapat sa sumpaan. At dahilan sa bagay na pangyayaring ito'y ang mga nagdaang kahapon ng kapua unang pagibig ni Inong at ni Mena ay dito nagwakas.

Subali't sa dahilang ito, sa mga bagay na kahidwaang paglimot ni Inong sa landas ng katutuhanan na bagaman naging sugat na mahapdi sa damdamin ng binibini ang hindi pagnining-ning sa puso at kalooban ng binata ang ipinunglang pagibig ni Mena na kasaliw pa noon ang pinilakang mga luha, na sa karupukan ng pagiingat ng mga palad na ang ipinagkatiwalang pagibig na bigla na lamang ibinuyang-yang sa gitna ng malungkot ng pagwawalang bahala ng binata, ay hindi na rin lubhang inalintana ni Mena, na tulad sa kalooban ng isang lalake na walang pagmamalasakit sa isang mayuming binibini na "Santa" ng pagibig. Sapagkat; ang kawikaan marahil ni Mena noon ay ang kasabihang:

"Ang isang tao na hindi marunong magmahal sa winika, ay katulad din ng isang malansang isda."

Ano pa't sa ibabaw ng lahat ng iyon ay napagsikapan ni Mena ng mga panahong iyon na kung sakali mang isang pagsubok ng pagkakataon

ay taimtim sa kalooban ni Mena na kanyang isinagawa na balikatin o pasanin ang mga pagtitiis ng di niya nadadanasan kundi noon lamang ang isang kabigatan na sawiin ang isang pagibig na walang pagtataksil. Samantala'y ganito nga ang boong nangyari sa kasaysayan ng unang pagibig ni Mena.

Pagkatapos makaraan ang ilang panahon ang binibining si Mena, na dati'y nababalutan ng mga kalungkutan at katahimikan ng pagkamayumi ay kanyang natutuhan ang siya'y magtinda ng sarisaring mga bungang kahoy kung kapanahunan ng pamumunga o, dili kaya ay mga kakanin sa hintuan ng mga sasakyan sa sampalukan ng Binang, Laguna. At ang bagay na ito ay pinayagan naman ng ama ni Mena.

Sapagka't nababatid nga ni Mena, na kung gaano ang kinikita ng isang magsasaka, na kung hindi matutulungan ng ibang paghahanap buhay ay hindi rin gasinong makatutugon sa pangangailangan sa kanilang pamumuhay. Kaya nga't si Mena ay nagsikap na nga sa kanyang pagtitinda sa hangad ng kanyang sarili na matulungan niya ang kanyang ama, na pagkita ng salapi at ikalawa ay madulutan niya ng ikasisiya ang kapatid niyang lalaki na si Venancio, na hindi pa malay noong kumita ng paghahanap-buhay samantalang dadalawa nga silang magkapatid na naiwanan ng yumao nilang ina.

Sa kasalukuyang pagtitinda ni Mena sa sampalukan, ay naging palabiro na siya sa kapua niya tindera na matatalik niyang kasamahan na sina Trining Manabat, Paskuala Mance, Francisca Alvares at Flo-

ra Alminar. Naito ang mga pangunahin na mga kaibigan ni Mena sa gitna ng pagpapatuloy niya ng pagtitinda. Sapagka't noon ay sumapit na ang panahon ng pagluluningning ng sampalukan na dati'y pinaghaharian ng kapanglawan ng mga tanawin ng madla. Nguni't, ngayon ay hindi na ang mga tinghoy na ilawan ang mga nagbitin sa magagarang tahanan at Restaurant at mga karihan kung gabi na gaya ng unang panahon. At ngayon nga ay mga maliliwanag na ilawan ng Elektrisidad, na kinasasangkapan ng naglalakihang bombilla na kasabay din nang paglikha ng mga karihan na kung gabi ay nagiging liwaliwan ang nayong iyon na siyang kinatitikan ng kaakit-akit na paraluman. Nguni't, samantalang sa panahon ng kanyang pagtitinda noon ay hindi rin nawawala ang mga pagtatagpuan ng mga kabinataan na pawang nagdudulot ng pagibig. Subali't, sa pagbabagong buhay ng dalagang si Mena sa landas ng pagibig na doon sa maraming nagpapasakit na mga binata ay walang ibang nagkapalad maliban ang binatang si Doroteo Sanggalang, bilang pangalawang pagibig ni Mena. Si Mena naman noon ay tumutuntong sa katamtamang gulang sa kanyang pagkadalaga nang dakilain ni Mena sa kanyang puso ang isang tunay na pagibig at pagmamahal sa lalaking may pagmamahal din na tumutugon sa damdamin ni Mena, sa laot ng masikap nilang pagsusunuran sa ngalan ng matamis na pagmamahalan. Subali't, sa simula pa ng pagpapakasakit ng binatang si Tayong ng pagibig niya kay Mena at hanggang sa si Tayong ay magkapalad namang maibig ng dalagang si Mena, ay lubhang nalilingid sa kaalaman

ng ama ni Mena. At kung kaya lamang nagkakausap ang dalawang ito sa kanilang maligayang paguulayaw ay sa mga araw ng pagtitinda sa sampalukan ng butihing si Mena.

Minsan, isang araw noon, nagkaniig ang dalawang magkasintahan na si Tayong at ni Mena, sa dako ng isang maaliwalas na harapan ng isang karihan sa Sampalukan. Samantala noon, panahon ng Lansonesan. Ang binatang si Tayong noon ay pangiting lumapit sa harapan ng paninda ni Mena, at si Mena naman ay nakaupo sa isang silla na yantok, malalagkit na pagsulyap at mga matatamis na pagsamantalang nang mga sandaling yaon ay maraming mga taong lumabas-pumasok sa pinto ng karihan ni Canoto Mance. Hinawakan ni Tayong ang isang luwig na kumpol ng Lansones na kasabay ang wikang:

—Matamis baga ang Lansones?

—Kasing tamis ng bumibile—ang wika ni Mena sa binata.

—Ilang kilo ba ang iyong bibilhin?—ang mabilis na dugtong pa na sinabi ni Mena, na may kahalong ngiti ng dalaga na sa wari ng binata ay nagbabadha ng isang kasiyahan ng kanyang kakasamahin sa buhay. Nguni't sa halip na tumugon ang binata sa tanong ni Mena kung ilang kilong lansones ang dapat na mabili ay hindi nga nakasagot agad ang binata at ang sinikap ni Tayong ay ang malasin niya ang nakapakong titig ng mga mata ni Mena, na habang nagtatagal ang mga sandaling pagtitinginan nilang dalawa ay lalo namang tumitingkad sa isa't, isa at nagiging dalisay sa kanilang mga puso ang

kainitan ng kanilang pagmamahalan. At pagkatapos ng isang sandali ay nagpatuloy na muli ang binata sa pakikipagusap kay Mena. Nguni't, nag malas muna ang binata sa paligid ng kanilang kinaaanyuan na kung walang makakarinig ng kanyang sasabihin sa kanyang butihing Paraluman na pagkuwa'y saka nagwika ang binata.

—Mena, samantalang ako'y iyong iniibig ay nais ko sana na magsadya sa inyong tahanan upang maipakilala ko sa iyong ama ang tunay na pagtatapat ng aking pag-ibig na sa malaon at madali'y ipakikilala ko na tayo'y maluwat nang nagmamahalan; at ibig ko tuloy na ating mapagusapan kung kailan mo nais na tayo'y magkaisang dib-dib.

—Di kaawa-awa naman ang iyong maiiwan?—ani Mena.

—Sino ang aking maiiwan....?—ang pangiting sagot ng binata.

—Sino pa, di gaya ng aking nalalaman na malaun na ring pinaglulunggatian ng iyong pagmamahal...?—ang may hinanakit na sagot ni Mena.

—Dapat mong malaman Mena; na ikaw lamang ang hinahangad kong makaisang damdamin sa gitna ng aking pagkaulila sa aking Ama at Ina, na sa aking pagiisa'y nakilala ko sa gitna ng iyong pagkamatapat na pagibig at pagmamahal sa akin ay ina-asahan ko na alang-alang sa iyong kalagayan na may hustong pagiisip ay naniniwala ako na tayo ay magkakatulungan sa anumang tungkulin natin sa buhay. Ang sunod-sunod na pagtatapat na wika ni Tayong.

Subali't si Mena noon sa kanyang pagkakaupo ay natigilang isang sandali bago sumagot sa kausap.

—Kung sa bagay—ani Mena—inibig kita ng wala akong alin-langan; nguni't, hindi ko pa hangad na sa panahong ito'y maganap natin ang pagiisang palad samantalang pagaaralan ko pa na kung papaano ko magagawa ang aking pagpapakilala sa aking Ama; at ikalawa, ay ikinalulungkot kong sabihin sa iyo na sa wari ko ay hindi nila ibig na magpatuloy ako ng dahil sa iyo. Sapagka't sa palagay nila ay hindi ako liligaya sa piling mo. Kaya maghintay tayo ng ibang panahon. At sa papaano man ang mangyari ay asahan mo na hindi ako makalilimot sa iyo hanggang sa huling sandali ng aking buhay.

—Kung gayo'y lubos mong maaasahan Mena na hindi kita malilimot magpakailan man na katulad ng iyong mga pangako sa akin.—Ang bilang wakas na tugon ni Tayong.—At siyang pagkakaroon naman ng ibang lumalapit kay Mena, na siyang humadlang sa gayong pagkakataon sa dalawa ni Tayong at ni Mena, hanggang sa ang binata ay nagpaalam kay Mena na taglay ni Tayong sa kanyang paguwi ang maligayang pag-gunita hanggang sa makarating ng tahanan.

Ano pa't kapuwa pinaghari nila sa kanilang kalooban ang isagawa nila ang masikap na paglilihim ng kanilang pagmamahalan sa mga mata ng mga kakilala. At gayon nga ang inugali ng dalawang magkasintahan hanggang sa makalipas ang maraming mga araw na kunwa'y tulad sa magkaibigan lamang ang kanilang pagpapalagayan ng magagan-

dang pagpapalitan ng kanilang kalooban. Subali't habang pinagyayaman ng dalawa ni Mena at ni Tayong ang panahon ng kanilang pagiibigan ay sa panahong ding ito'y kasalukuyan ding nagpapakasakit ang isang binata na si Florencio Balashari na taga Binang din sa nayon ng San Vicente na malaon na ring naninilbihan sa Ama ni Mena at ang kadalasan nga ay tumutulong kay mang Tinoy, na Ama ni Mena ang binatang si Florencio sa mga gawain sa bukid. Nguni't si Mena, kailan man ay hindi tinitibukan ng pag-ibig sa binatang iyon at lubha ngang hindi pinapansin ni Mena kung nagtatapat man ng pag-ibig ang binatang si Florencio. Subali't, ang hindi magpatahimik kay Mena kung minsan sa kanyang mga gunitain ay dahil sa ugali ng kanyang Ama, na siya ngang pinagaalinlanganan ni Mena. Kung hindi masunod ang kagustuhan ng kanyang Ama, ay ano kaya ang kalupitan ang magiging parusa sa kanyang kalagayan samantalang umiibig siya sa isang lalaking laban sa kalooban ng kanyang Ama, na kailan man ay hindi naman malilimot ni Mena at bukal sa puso niya ang pagibig kay Tayong. Sapagka't alam ni Mena na kung papaano magalit ang kanyang Ama, sa minsang mag-ugali siya sa gawaing hindi tumpak sa kalooban ng Ama na halos ang danasin ni Mena ng mga panahong iyon ay tumanggap nang di matingkalang mga babala na lubhang mapanganib sa minsang hindi niya maunawaan ang ibig sabihin sa gitna ng pagkagalit ng Ama ni Mena. Nguni't si mang Tinoy naman na ama nga ni Mena ay may kabaitan sa pagpapasunod sa kanyang mga anak.

Datapua't walang hunus-dili lamang kung magalit, maging sa ano pa man ay sadyang gayon ang paguugali ni Mang Tinoy at ang ikalawa'y ang kasabihan na talagang ganyan ang magulang na ang ibig sabihin ng isang Ama na gaya ni mang Tinoy, ay kahit na isang mahirap din na gaya nila ang mapangasawa ng kanyang anak ay iyon lamang na maaaring magdulot ng wastong pakikisama. Nguni't talaga lamang na hindi napusuan ng Ama ni Mena ang binatang si Tayong na isang lalaking tahimik at may kagandahan ng paguugali sa pakikisama sa kapua tao lalo na sa mga kaibigang mga lalake at maging sa mga kakilalang kababaihan at sadyang katutubo sa kalooban ng binatang si Tayong ang kagandahan ng ugali na gaya rin ng pagkakilala ni Mena. Subali't sadyang ang makapangyarihang tadhana ang siyang naghahari sa kalooban ng Ama ni Mena, na kung kaya itong si Mena noon ay lubhang balisa sa kalooban ng kanyang Ama, na kung sakali't maging kapalaran nga niya si Tayong. Nguni't ang mga bagay na ito ay napaglalabanan din ng kalooban ni Mena. Ang malawak na panahon ng kanilang pagmamahalan ng binatang si Tayong, bagaman hindi wasto sa kalooban ng ama niya, hanggang itong si Tayong ay magkaroon ng bagong kasintahan na taga nayon din ng "San Antonio", Binang, Laguna na isang magandang binibini na may pagkabalat kayumanggi. At noon ay tumutungtong sa kamuraan ng pagkadalaga sa gulang na labing anim na taon pa lamang. Ang binibining ito ay marami ding tagahanga ng panahong iyon dahil sa may kagandahan din na tinataglay na

kahinhinan ng babaing Pilipina at ang mga mata ay mapupungay. At noon nga ay bilang na pangalawang pinapangarap sa buhay ng binatang si Tayong na ito'y nasa kaalaman din ni Mena, na ang dalawang ito ay nagkakamahalan na rin na di pa lamang nalalaunan na katulad ng pagmamahalan ni Mena at ni Tayong. Nguni't ang bagay na ito ay hindi naman ipinanglupaypay ng kalooban ni Mena, sa kanyang pag-asang hindi magtataksil ang kasumpaan niyang si Tayong; at ang ikalawa'y sa pagkamatimtimang kalooban ni Mena noong panahong iyon ay kahit na nababanaagan niya na sa dating maaliwalas na pisngi ng langit ng kanilang pagmamahalan ni Tayong ay untiunti ngang natatabingan ng nagkikimpalang mga ulap ng mga pasakit ng mga pangyayari na laging maghagkis sa kanya ng mga pagsulyap at malimit ngang ipakilala ng mga pagkakataon sa abang kalagayan ni Mena. At sa palagay ni Mena ay may pagdaramdam sa kanya ang isang babaeng may kinalaman sa kanilang pag-iibigan ng binatang si Tayong. Subali't, patuloy din sa panahong iyon sa kalooban ni Mena ang wagas na pagibig sa binata na kahit na ano pang mga bagabag ang sumapit sa kanyang kalagayan ay nakangiti pa rin ang kanyang mga labi na kanyang tinatanggap ang matitinding pasakit ng kasawian sa buhay na dulot ng mga balakid sa pagibig maging sa kanyang ama ay masaya rin ang kanyang mukha na tinitiis niya ang hapdi ng sugat ng mga damdamin na hindi niya ipinahahalata sa kangino man ang masaganang mga dalamhati na namamahay sa kalooban niya. At kung halimbawa mang walang

pagibig ang ama niya sa binatang iniibig ni Mena ay ano kaya ang dapat ipasiya niya sa kanyang sarili....? Nguni't ang malimit na nga lamang niyang sabihin sa sarili na talagang ganyan ang buhay ng kapalaran ng isang tao na may sadyang kahahantungan ang bawat isang nabubuhay sa balat ng lupa, lalu pa nga sa dalawang magkaaway sa pagibig, na hindi dapat pagtakhan, sapagka't kung itong ating dila ay kung magkaminsan ay nakakagat ng ating sariling ngipin, ay iyan pa kayang magkalaban sa isang damdamin ang hindi magpalitan ng mga salagimsim?

Kaya nga sa ibabaw ng lahat ng iyan sa kanyang dinadanas na pagtitiis sa gitna ng kawagasan ng pagibig niya kay Tayong, na sa simula naman ay naging subyang sa damdamin ng kanyang ama, ay ano pa nga at sa tuwina'y hindi niya dinidibdib ang mga bagay na ikapipinsala ng kanyang sarili, dala palibhasa ng kanyang katangian na pagkaugaling Pilipina sa silangan. Pagkatapos ng mga sandaling ito ng kanyang mga paggunita sa mga nangyayari sa buhay niya ay patuloy din siya sa masayang pamumuhay ng kanyang pagtitinda ng mga bungang kahoy sa sampalukan, at kung sumasapit naman sa dako ng paglubog ng haring araw sa sulok ng kanluran ay hindi na nga siya nagpapaabot ng gabi sa lansangan at kung siya'y nadating ng tahanan nila ay wala na siyang sinisikap kundi ang makapagluto agad ng sinaing at mga bagay pa na siyang pagsasaluhan nilang magaama sa hapunan. Na kung nanggagaling naman si mang Tinoy sa bukid at kung minsan naman at hindi magawi ng

kanyang ama ang umuwi ng bahay kung gabi dahil sa pagbabantay sa pagpapatubig sa sinasakang bukid ay doon na siya nakikitulog kung minsan sa kalapit bahay nila sa magasawa nina aling Sula, na asawa nga ni Mang Cadio at ikalawa ay kamaganak din ni Mena, na maaaring magmalasakit sa kanya sa bawat gabi na wala siyang makasama sa pagtulog kung gabi kung hindi nga napapauwi ang kanyang Ama. At kung nalulungkot man si Mena ay inaa-aliw naman ng mga anak na dalaga ni aling Sula si Mena. At kung minsan nga ay naikukuwento tuloy ni Mena kay aling Sula ang kanyang napapansin sa isang babaeng may magandang ugali na halos sa tuwina ay kanya namang natatagpuan ng pagtingin kung nagdadaan sa tapat ng kanyang kinatatayuan na sa palagay ni Mena ay isa sa kaagaw niya sa pagibig, sapagka't lagi nga niyang natataunan na siya'y nginingitian na sa wari ni Mena ay may ibig sabihin.

—Marahil nga—ang naisasagot na lamang ni aling Sula, palibhasa'y itong si Mena naman ay batik na sa kanyang kagandahan na hindi man lamang siya kahalataan kung nagdaramdam man ang kanyang kalooban ay masaya rin ang kanyang mukha sa harapan ni aling Sula, na sinasabing: kung dahilan sa iisa ang itinitibok ng aming puso sa ngalan ng pag-ibig sa isang lalaking iniibig ko na may laan ding pagtatapat sa kanya ay walang dahilan na aking ipinagkakaloob sa kanya ang mga bagay na iyon na wala akong pagdaramdam kailan man. Ngunit kung hindi naman sa aking sinasabing ito ang nagiging dahilan sa binatang may dalawang

pagtatapat sa pag-ibig ay tulad na rin sa wala akong sinasabi—ang patapos na wika ni Mena—at ganito nga ang ilang mga katagang pinangarap ni Mena na pawang nagsipulas sa kanyang mga labi sa mga sandaling pagtatapat niya kay aling Sula na asawa ni Mang Cadio.

Pagka umaga naman, sa hindi pa malay ngumitı ang mga gintong silahis ng haring araw sa pagbubukang "Liway-way" sa silangan ay gumigising na nga si Mena ng maagang pagbangon at lingap na nga niya ang magluto ng agahan na kanilang aalmusalang magkapatid na si Venancio. At tangi pa rin sa maiayos niya ang pagkain ng kanyang ama at bago siya paroroon sa kanyng pagtitinda sa sampalukan.

Sa tuwi-tuwina'y ganito ang inugali ni Mena sa boong panahon ng kanyang pagsisikap sa pagkita ng salapi.

Ang dalagang si Filomena ay tunay na nagpapakasakit noon sa gawang paghahanap buhay hanggang sa siya'y ipagsama nina Trining Manabat at Kikay Alvares at mga iba pang kasamahan niya sa sampalukan na magkakasama sila na dumadayo ng pagtitinda sa iba't-ibang bayan kung panahon ng Pintakasi at nasaksihan naman ng maraming nakakakilala sa kanya.

Si Mena noon ay naging palamuti ng sampalukan at palangiti sa kanyang mga kakilala na patuloy din naman ang mga suliranin ng kanyang puso sa pag-ibig. At si Tayong, na kasintahan ni Mena, ay tahimik naman na pinalilipas niya sa kanyang mga gunitain ang maraming mga araw na hindi

niya pakikipagulayaw sa kanyang minamahal na higit sa lahat ng kanyang iniibig dahil sa kapanatagan ng kanyang paniniwala na kailanman ay hindi siya malilimot ng kasuyuan niyang si Mena, dahil sa isang pangako at sumpa na pinagbuhol nila sa gitna ng maaliwalas na pagiibigan. At kung hindi man ugaliin ni Tayong ang siya'y laging makipagulayaw kay Mena, ay malimit naman na siya'y magpahatid ng liham na bilang katibayan nang hindi niya paglimot na katumbas ng hindi pagaalinlangan ng pagibig sa kanya ng isang dalagang Pilipina na likha ng pagkabalat kayumanggi.

Kaya nga ang mga pangyayari, ang binatang si Tayong ay tahimik at walang atubiling nagpapatuloy noon sa kanyang tungkulin ng pamamahala sa isang malaki at tanyag na Panaderia ng kanyang ale na si Barselisa Alomia na nakatitik din sa nayon ng San Antonio, Binang, Laguna.

At nakaraan nga ang maraming mga buan na kapua sinaksihan ng dalawang kaluluwang lihim na nagsasalo sa sarong ginto ng kanilang pagsusuyuan. Samantala naman si Mena noon na may sadyang likas na kasipagan at sa kanyang pagtitinda ay lagi namang nakikinabang ng kaigihan na humihigit sa kanyang pinupuhunan.

Subali't, sabihin pa ang isang babaeng katulad ni Filomena, na may katangian ang kagandahan na tunay na likha ng Maykapal. At sa gayung anyo ay walang hindi nagsasabi na maging babae at lalake, na si Mena ay tulad ng isang birhen na sa puso niya'y may panata ng pagkamaawain.

Kaya naman ang karamihan na kabinataan noon ay humahanga sa kanya at tuluyang naghahandog ng iba't ibang uri ng pagibig. Nguni't, ang marami ay nabibigo matangi ang isang binatang nakikintal sa kanyang puso na malaon nang nakakanlong sa pitak ng kanyang pagmamahal.

Kaya naman habang nagpapatuloy si Mena sa kanyang mga araw sa pagsisikap na pagtitinda sa sampalukan ay untiunti naman na ginigising ng makabagong panahon ang ugaling dati'y tahimik at walang malay sa masasagwang pangungusap na gaya nga ng pagkakilala sa kanya nang siya'y kasalukuyang nagtitinda sa samplukan.

Si Mena, ay humigit pang lubha sa kanyang dinatnang mga tindera sa pagbiro-biro niya ng mahahalay na pagsasalita.

Samantalang walang sagabal kailan man ang paginog ng daigdig ay gayun din ang malimit na pangyayari sa karaniwang pagsasaya ni Mena, sa mga oras na walang bumibili ng kanyang paninda na bilang kapahingahan ng kanyang mga palad sa pagbilang ng mga butil ng matatamis na lansones sa kinatatayuang harapan ng isang karihan ni Canoto Mance. Ang dalagang si Filomena ay madalas na ugaliin nga ang siya'y makipaglaro na tulad sa mga bata.

Isang araw nga noon, si Mena, at ang tatlong dalaga na kasamahan ay naghamunan sila na magtaguan; at ganito nga ang nangyayari. Si Mena ay nagtago sa ilalim ng bahay ni G. Gregorio Manabat na ang pinagtaguan ay tila isang pitag ng bilanggo, nguni't ang ginawa ng tatlong ito na sina

Paskuala, Trining at Flora ay kanilang kinandaduhan ang pintuan na siyang tanging pagdadaanan sa paglabas ni Mena. Subalit ang pagasa ni Mena noon ay hindi siya makita ng tatlong kataguan, anopa't sa pagkainip ni Mena, ay tinangka niya na siya ay lumabas; nguni't hindi niya mabuksan ang pintuan na pinagdaanan ng kanyang pagkakatago at sa dahilang ito ay nagsisigaw si Mena ng ubus lakas: buksan ninyo ako, hindi ba ninyo bubuksan? nguni't, sandaling tinikis ng tatlo at hindi pa rin binuksan sa kanilang pagkagalak. At si Mena naman ay hindi umimik at kung pakiramdaman ng tatlo ay tila umiiyak na si Mena at saka pa lamang binuksan nina Cuala ang pintuan. Ano ang nangyari sa iyo at ikaw ay lumuluha?—ang pagtatawang tanong ng isa.—Si Mena ay hindi sumagot at humalakhak na lamang ng boong galak na kasabay ang matinding pagluha na umaagos sa pagmumukha ni Mena. Nguni't sa sariling pagtataka ni Kuala Mance, ay kung bakit si Mena sa tuwing magtatawa sa isang bagay na katutuwaan ay laging may kahalong pagluha gayong nagagalak na mabuti at malimit pa rin na magwika sa kanila na: may araw din na kayo'y sasamba sa akin, at kapag ako'y naging santa ay walang salang maguukol kayo ng mga dalangin.

—Sino! ikaw? ang magiging Santa? na hari ka ng pagka lasuera?—and naisasagot na lamang ni Cuala, kung sila'y nagtutuksuhan.—Ano pa't lumipas ang mga araw na iyon at ang humaliling panahon ng mga araw ay pawang nagbabala ng malulungkot na gunitain para kay Mena at nang

sumapit na ang panahong makulimlim, ang pagniningning ng isang tala sa nayon ng San Antonio ay bigla na lamang natabingan ng mauulap na pangyayari na sa kanyang kinatitikan ay hindi na matanaw ng madla. Ang talang si Mena ay may ilang araw na noon na hindi na lumilitaw sa dating pagtitinda niya sa Sampalukan,—bakit kaya?—ang puna ng isa—baka maysakit?—marahil nga ang palagay ng bawa't isa na walang katiyakan. Datapua't, sa malaking pananabik ng mga kaibigan ni Mena, ay hindi rin nagluat ang mga araw at napagtanto rin ng mga kasamahan sa pagtitinda na si Mena ay walang karamdaman, maliban sa isang malaking kadahilanan ang tinanggap na balita na si Mena ay pinatigil na sa pagtitinda ng kanyang ama, na sanhi naman sa napagalaman ng ama ni Mena na ang kanyang anak ay lubha ring nagpapatuloy ng pag-ibig sa lalaking kinamumuhian ni Mang Tinoy. Sabihin pa ang isang ama, na sa isang malupit na pagbabadya o pagbabanta sa isang anak ay nakakatumbas na rin ng isang libong pagkagalit ng isang ina, ay kung kaya naman ang abang si Mena noon ay boong pitagan na hindi nagpakilala ng kanyang mga damdamin sa mga sandali na siya'y pinagsasabihan ng kanyang ama sa paraang huwag nang masapit pa ang masawi sa isang kapahamakan na sa palagay ng ama ay hindi liligaya sa gitna ng pagsasama kung maging kapalaran ang binatang iniibig ng kanyang anak. at gayun nga ang nanatili sa kalooban ni Mang Tinoy. At sa dako ng paninilbihan ng binatang si Florencio, ay patuloy na umiibig kay Mena, at

walang pagsawa sa pagtulong sa gawain sa bukid na sinasaka ng ama ni Mena, nguni't wala pa ring paglingap si Mena sa pagpapatuloy ni Enciong. Ang binata naman na si Tayong ay boong pagtitimpi sa kanyang sarili ang biglang pagbabago ng kanyang kasintahan na hindi na ang dati'y nagtatagpo sila sa karaniwang pangyayari ng kanilang pagniniigan ng matatamis na paguulayaw sa Sampalukan kung nagtitinda ang kanyang mahal na si Mena. At simula nga nang mangyari ang bagay na iyon ay hindi na mapatiwasay sa dating kalagayan ang kalooban ni Tayong na di niya halus matumpakan kung papaano niya makakausap ang kasintahang si Mena na hanggang sa abangan ng binata sa pagsisimba ni Mena kung araw ng linggo. Nguni't kung lumakad naman si Mena sa kanyang pagsimba ay laging kasama ang kanyang ale o dili kaya ay mga pinsan ni Mena, kung kaya hindi rin magkaroon ng pagkakataon ang binatang si Tayong. At sa bawa't linggo ng pagsimba ni Mena ay laging nakadamit kulay San Antonio, at kung minsan ay kulay puting-puti na may pangiting kulay asul sa gitna ng baewang at tila siyang panata ni Mena habang siya'y nabubuhay.

Sa hindi pagkakaroon ng pagkakataon ng binatang si Tayong, sa hangad niyang makausap si Mena ay nanatili na rin sa binata ang maghintay ng panahon sa ano mang iaatas ng mga pangyayari hanggang sa makaraan ang ilang buan na bilang ng maraming mga araw na lumipas.

Ang abang si Mena noon ay ano't bigla na lamang nabunyag sa kaalaman ng karamihang




*Sa oras ng kanyang pagdarasal.*

kakilala sa nayong iyon na si Mena ay maysakit at lumulura ng dugo. At sa ganitong pangyayari ay muling sumapit na naman ang hindi pagka-tiyak ng sanhi ng pinagka-gayon ni Mena. At pagkabalita naman ng mga pangunahing kaibigan mga dalaga ay pinagsikapan nila na madalaw kaagad ang kaawa-awang naging kalagayan na tinaglay na karamdaman ni Mena. At sa araw na iyon ay natagpuan ng mga nagsidalaw ang isang anyong kahambal-hambal sa loob ng tahanan, na si Mena ay nakaupo sa isang silyang bakal na magka-krus ang dalawang bisig na nakasalalay sa ibabaw na pabilog na tangkay na bakal ng silyang kaharap ng kinauupuan ni Mena, at ang ulo niya'y nakayukayuk pa sa ibabaw ng kanyang mga bisig na animo'y, inang Pilipina, na pinaglupitan ng walang awang kaluluwa dahil naman sa mabigat na dumapong karamdaman na sa minsang paguubo ni Mena ay ginhawa na niyang pagsalikupin ang dalawang niyang bisig na siyang pinagpapatungan ng pagtungo ng kanyang ulo sa sandaling dinadalahit ng pagubo.

Subalit, nahahambal lamang ang mga dalaw sa paghihirap na tinitiis ni Mena sa naging karamdaman kung inilalarawan sa mga sandali ng kanilang pagunita. Samantalang sa mga oras na iyon ay nagkakaabot halos ang pagdating ng iba't-ibang dumadalaw kay Mena, hanggang sa masaksihan pa rin ng mga panauhin ng tahanang iyon ang pagdating ni Doctor Macario Almarines na sa malaking pagnanais ni mang Tinoy na ama ni Mena, na sa madaling panahon ay malapatan kaagad ng lunas upang huag magpatuloy ang paglura ng dugo ng mahal

niyang anak kung kaya sa panahong iyon, si Doctor Almarines ang unang nakagamot sa naging karamdaman ni Mena. At sa masikap na paglalapat ng gamot ni Doctor Macario ay hindi na umulit pa ang pagpapatuloy ng paglura ng dugo. Maliban sa unti-unting panghihina ng katawan ang hindi nalulunasan dahil sa kapinsalaan ng baga na siyang nagdudulot ng panghihina ng katawan ni Mena. Subali't, patuloy pa rin noon ng pagtuklas si Dr. Almarines sa araw-araw na ginawa ng Dios, sa pagasang maaring gumaling sa pamamagitan ng mga gamot na ginagamit na gawa sa ibang bansa. Anopa't, magiisang buwan na noon na hindi rin lumalakas ang katawan ni Mena hanggang kung sinosino na ang ibang nagsisigamot ay hindi rin mapauli sa dating kalusugan ang pangangatawan ni Mena.

Sa malaking pagmamahal at panghihinayang ng ama na upang maihanap ng ibang lunas ay pinasiyahan ng ama sa madaling panahon na ipagpaubaya na dalhin sa bayan ng Navotas, Rizal, sa isang tahanan na kamaganak nila upang doon ipagpahinga ng ilang panahon ang karamdaman ni Mena, dahil naman sa mga himatong ng mga kamaganak na doon ipagbakasakali na sa pagsagapng ibang singaw ng panahon ay gumaling si Mena.

Kinabukasan ay gayon ang nangyari. Wala na nga si Mena sa Binang ang nasaksihan ng mga kakilala niya hanggang sa mga araw ng kanyang ititigil sa ibang bayan. Nguni't ang binatang si Tayong, sa maraming mga araw na pagpupunyagi na makausap niya si Mena ay inisip nga niya na kan-

yang dalawin sa bayang kinaroroonan ang kanyang kasintahan. Samantalang sa palagay ni Tayong ay iyon lamang ang pagkakataong nalalabi para sa kanilang dalawa nang upang minsan pa'y ipakilala ng binata sa kanyang kamahalan ang isang kahalagahan ng tunay at wagas ng kanyang hangarin sa buhay.

Isang araw nga noon, madilim-dilim pa ng umaga ng araw na iyon ay gumising si Tayong ng walang alinlangan at kapagkaraka'y naghilamos ng kanyang mukha at pagkatapos ay ginising niya ang isang kapatid na lalaki at kanyang ipinagbilin ang lahat na dapat tungkulin na gaya ng kanyang gawain sa araw-araw na pangangasiwa sa panaderia ng kanyang tiya Sisang. At pinagbilin pa rin ni Tayong na kung siya'y hahanapin ay sabihin na siya'y mayroon lamang pinaroonan na kinahapunan din ay uuwi. Pagkatapos na maipagbilin ang lahat ni Tayong sa kanyang kapatid ay nagbihis na nga siya ng madali at pagkua'y nagpunta si Tayong sa plasa na paradahan ng mga sasakyan na papunta sa Maynila at doon siya naghintay ng lalakad na Transportacion ni Maning Carteciano. Kaguinsa-guinsa'y sa darating ang isang sasakyan na patungong Maynila.

—Hoy, — ho'y, — Maynila—Maynila— sakay na kayo at lalakad na ito—at narinig naman ni Tayong at sa kanyang pagkakaupo ng mga sandali ng kanyang paghihintay ay matuling hinakbang kaagad ng kanyang mga paa at sumakay na nga siya. Nguni't, habang siya'y nakasasakay sa parang limbas na sasakyan ay dinadasal-dasal niya ang

pangalan ng may-ari ng tahanan na siyang kinatitigilan ni Mena, nang hindi niya malimutan hanggang sa itala nga ni Tayong sa kapirasong papel ang pangalan ng may bahay. Hindi nagluwat at dumating na siya sa Maynila, sa Divisoria. Pagkababa niya ay muling naghintay ng kanyang masasakyan na papunta sa Navotas, Rizal at sandaling nagpalingos-lingos muna ang binata sa magulong pagsasalimuutan ng mga iba't-ibang sasakyang na para bagang nagsasalimbayan sa kanyang mga paningin na pawang matutuling nagtatakbuhan sa maluang na lansangan ng Maynila. Ano pa't, sa di kawasa'y nakakita kaagad ang binata ng kanyang masasakyan na patungo sa bayang pinipita.

Mag-iika 9:00 ng umaga nang siya'y dumating sa bayang iyon at kanyang natagpuan kaagad ang bahay na may anyong maaliwalas na kaigihan ang laki. At nagkataon naman na sa oras na iyon ay may nakadungaw na isang babae na hindi na siya nag-atubili pa ng pagtatanong sa babaeng nakadungaw sa bintana.

—Diyan po ba nakatira si Filomena Almarines?

—Opo,—bakit po...?— may kailangan ba kayo sa kanya....? ang magalang na tugon ng babae.

—Wala po naman, maliban sa ako'y isang kababayan ni Mena, na sadyang dumadalaw lamang sa kanya—ang boong hinahon na pagtatapat ni Tayong—. At pagkatapos na maunawaan ng kausap ay pinapanhik kaagad ang binata na taglay niya ang malaking pananabik para kay Mena, na samantala naman ay walang kamalay-malay sa oras na iyon si Mena sa kanyang pagdating, at si Mena naman

ng mga sandaling iyon ay nalilibang sa kanyang pagpapahinga sa pagsagap ng maligayang simoy ng hangin sa malilim na dako ng isang malaking puno ng Mangga na katabi ng tahanan na kanyang tinitirahan. Subali't isang tawag na malumanay ang biglang umabot sa pandinig ni Mena, na tinig ng isang babae na pinsan niya na nagbabalita na siya'y mayroon panauhin. At pagkabatid naman ni Mena ng sandaling iyon ay marahang pumanhik ng tahanan at nagkita nga ang dalawa.

—Aba...?—ano...? at ikaw ay nakasapit dito...?? sino ang iyong kasama...?—ang pamanghang bati ni Mena, na may ngiti pa sa labi.

—Wala, ako lamang,— ang nalungkot na sagot ng binata.—At pagkatapos ay umupo na silang dalawa sa tigisan silla na sadyang inihandog ng may bahay sa panauhin ng oras na iyon. At noon ding mga sandaling iyon ay hindi naman nagkait ang mga tao na naroroon din sa loob ng tahanang iyon na kabilang ang mayari ng tahanan na silang dalawa ay binigyan ng pagkakataon sa gitna ng kanilang kapua nanabik na pagkikita. At marahil naman ay mayroon nang pagkakahalata ang kamaganak ni Mena sa tanging araw na pagdalaw ng binatang si Tayong. Kung kaya ang dalawa ay nagkaroon ng pagkakataon na sila'y nagkausap ng sarilinan na pagkatapos ng kanilang pagkukumustahan.

—Mena,—ang simula ng binata—dinaramdam ko ng labis ang boong paghihirap ng iyong kalooban ng dahil sa akin, ngunit, wala akong pagkukulang kailan man sa simula pa nang ako'y magkapalad na

